# IMPRENTA, LIBRERÍA AT PAPELERÍA NI J. MARTINEZ

*Plaza Moraga blg. 34 at 36 Calderón de la Barca blg: 263 at Estraude blg. 5.—Binundok.*

———=o=———

## Ipinagbibili sa **LIBRERIANG** ito ang mğa sumusunod na aklat sa uikang tagalog:

Buhay ni Aladino.
„ „ Alejandre at D. Luis.
„ „ Almanzor.
„ „ Baldobino.
„ „ Beatriz.
„ „ Beata María.
„ „ Bernardo Carpio.
„ „ Bertong laseng.
„ „ Blanca Flor.
„ „ Cabayong Tabla.
„ „ Celira.
„ „ Conde Urbano.
„ „ Cricelda.
„ „ Dama Inés.
„ „ D.ª Marcela.
„ „ D.ª M.ª sa Ahas.
„ „ Doce Pares.
„ „ Dr José Rizal.
„ „ Dr. José Burgos.
„ „ D. Diego at D.ª Juana
„ „ Eliseo at ni Feliza.
„ „ Eliseo at Hortensio.
„ „ Esopo.
„ „ Faustino at ni Matidiana
„ „ Felizardo.
„ „ Fieles Amantes.
„ „ Florante at Laura.
„ „ Florentina.
„ „ Floriño.
„ „ Haring Asuero.
„ „ „ Calabaza.
„ „ „ Saul at David.
„ „ „ Salomón.
„ „ Ibong Adarna.
„ „ Isabela.

Buhay ni Jacobina.
„ „ Jaime del Frado.
„ „ José Flores.
„ „ José Vendido.
„ „ Juan Bachiller.
„ „ Juan at María.
„ „ Juan Patáy.
„ „ Juan Tiñoso.
„ „ Julieta at Romeo.
„ „ Leopoldo
„ „ Ludovico.
„ „ Landás na Tuntunin.
„ „ Ligaya sa Langit at Mundo.
„ „ María Alimango.
„ „ Manrique
„ „ Noli me Tángere (Drama,
„ „ Ntra. Sra. de Antipolo.
„ „ Proceso.
„ „ Pantinople.
„ „ Principe Gimeno.
„ „ „ Orontis.
„ „ „ Igmidio.
„ „ „ Oliveros.
„ „ Reina Mora.
„ „ Reina Ester.
„ „ Rodrigo de Villas.
„ „ San Alejo.
„ „ Santa Ana.
„ „ „ Eulalia.
„ „ „ Isabel.
„ „ „ Regina.
„ „ Segismundo.
„ „ Tablante.
„ „ Tatlong Número.
„ „ Tobias.
„ „ Tomás at Maria.
„ „ Totoo at Sinungaling.
„ „ Ulirán ng Cabaitan.
„ „ Villarba.

# DRAMANG TAGALOG

NA MAY TATLONG ACTO

AT PINAMAGATANG

# TIBAG

Ó

ANG PAGCAQUITA NG̃ EMPERATRIZ ELENA SA CRUZ NA QUINAMATAYAN NI JESUS.

QUINATHA NI

FRUTO CRUZ.

UNANG BAHAGUI.

MAYNILA: 1909.

IMPRENTA, LIBRERÍA AT PAPELERÍA

NI

J. MARTINEZ.

Plaza Moraga 34-36, Plaza Calderón 263 y Estraude 5.-BINONDO.

# DRAMANG TAGALOG

NA MAY TATLONG ACTO

AT PINAMAGATANG

# TIBÁG

Ó

ANG PAGCAQUITA NANG EMPERATRIZ ELENA SA CRUZ NA QUINAMATAYAN NI JESUS.

QUINATHA NI

FRUTO CRUZ.

## UNANG BAHAGUI.

### MANG̃AGSISIGANAP.

CONSTANTINOPLA

Emperatriz Elena.
Emperador Constantino
Generales: Aliviniano.
id. Vispasiano.
id. Turismundo.
id. Téudez.
id. Demetrio.
Arzobispo con 6 ministros.
Ancianos: Cayo-Apio 400 años. Neron 800 años.

ROMANOS.

Rey Maxencio.
Generales: Wilfredo.
id. Berenguer.
id. Miron.
id. Aznar.
id. Galindo.
Rey Luciñan.
4 Caballeros.

Mg̃a cagamitan sa palabas: Isang crúz na nagniningning, isang tulay, isang pintuan ng̃ Ciudad ng̃ Hudiciyaria, isang laraūang cahoy ni Benus at isa ni Hupiter, mg̃a pico, asada, barreta, at mg̃a bitlág.



# DRAMANG TAGALOG

NA PINAMAGATANG

# TIBÁG

Ó

ANG PAGCAQUITA NANG EMPERATRIZ ELENA SA CRUZ NA QUINAMATAYAN NI JESÚS.



## UNANG LABAS

### UNANG YUGTÔ

*Pagbubucás ng̃ telon maquiquita sa guitna ng̃ salas na huguis salas romana sila Califa Maxencio at Generales Wilfredo, Berenguer, Galindo, Miron at Aznar.*

MAXENCIO

Sa apat na hati nitong sang tinacpán
láguing nililiguid mainit na arao,
¿alin ang sa tayng̃ang umaaling̃ao
bantóg cun sa guerra,t, pinang̃ing̃inigán?

Alin generales nang calac-hang Roma
maibabalita sa iniong Califa?
¿yaong sasambahin nang madlang monarca,t,
susu-ubing suyo?

MANGA GENERALES

liban sa dalaua.

MAXENCIO

Sino sino yaon at ang ulo naman
sabugang bulaclac ang niyayapacan,
alayan nang Roma,t, ilagáy sa altar
tunay na pag-ibig?

WILFREDO

siyang carampatan.

BERENGUER

Aco na ang unang luluhód sa yapac
susundin nang madláng lingcod na matapat,=*mag-sisiluhod sa harap ni Maxencio.*

MANGA GENERALES

icao po ang una,t, cami namang lahat
na mamanginoon sa dangál mong hauac.

MAXENCIO

Tindig manga lingcód at aco,i, yacapin=*magsitindig at yayacapin ang isa at isa.*

SIYA RIN

cayo rin ang muog sa sacuna,t, laguim,

MANGA GENERALES

cadaquilaan mo,i, siyang salaminin
nang mundó *Cuadrantes*

MAXENCIO

puso co,i, na-alio.
¿Yaong pangālaua,i, catimbáng co cayá
ó bagong sumungāo sa pagcadaquila

MIRON

sa Constantinopla héroeng balita
at sa Emperatriz bunsong minumutia?

AZNAR

Bunying Emperador na si Constantino
na sinusucuan nang idolatrismo,

GALINDO

mangā generales na sumasaclolo
balita din naman sa tindigang campo.

MAXENCIO

Ito ang dahilang ipinagmimithî
at caya quinunan cayo nang sanguni,
ang Constantinopla laguing sumasagui
sa puso ang siya,i, huag na matangi.
Cumilalang lahat ang nacalilibid
lupain sa Roma ay lubhang malapit,
aco lamang ngayon sa sang daigdig
ang quilanlin hari,t, sa yapac humalic.
Trono nitong Roma,i, mabatbat nang hiyas
mangā coronados suma aquing bacás,
caya ngā,t, tipunin cabataang sicat
pagbabagong buan tayo ay lumacad.
Cunin ang corona sa cay Constantino,t,
siya,i, masacupan nang Romang imperio,

at tuloy italâ sa *cuadrong dorado*
bagong Emperador na ñgalang Maxencio.
Gauin ang rebulto,t, ala-ala bilang
sa lubhang matáas na capangyarihan,

MANGA GENERALES

nagsisipanumpâ caming calahatan
trono mo,i, sunungin ng balang may dangál.=*magsialis na magmamarcha.*

*Ilaladlad ang telon ng may punong cahoy na mataas na maguiguing cruz na magniningning at pagcatapos mananauli sa dati at matatacpan ng ulap. lalabas si*

CONSTANTINO

Matagalán caya, langit na mataas
ang nasang payapa,i, mabuó nang ganáp,
yamang nagtagumpáy sa pagcacabihag
ang manga lingcod mo: napasasalamat.
Madláng idólatras na nagsi si usig,
catacsilan nila,i, lipulin nang bangis,
tulungan mo itong mahina cong dibdib
huag na talunin nang manga herejes.
Ualang tibay acong macapagtagumpáy
cung di haplasan mo bagsíc caalaman,
ang ipananalo sa manga caauay
laganap mong habág ang inaasahan.

VOSES SA LOOB

Emperador Constantino
daratnan ca nang simbuyó,
nag gagayac si Maxencio
nang lubhang malaquing hucbó.

Corona mo,i, aagauin
dangál mo pa,i, dudustain,
ang pusò mo,i, pagtibain
sa guerra,i, di masusupil.
Cung hindi ca mananalig
sa ilalagdá nang langit,
maa-agao malulupig
ang corona mong tangquilic.=*manaualá*

CONSTANTINO

¡Caquila-quilabot Dios na daquila!
tunghayan nang habág ang magandang nasa,
huag mong payagang malansag maguibá
ang cutang cristianong pinuspos nang biaya.
Aco sa tulong mo,i, doon na nanangan
ang pagca Dios mo ang sinasandigán,
nang abang alipin alam co ang tibay
hocbo ni Maxencio dapat cong luhurán=*luluhod*

*Sa pagsasalita nito may magniningning na cruz at canyang tititigan.*

aguilang saguisag nang manga Romanos
pangingilabutan mangag sisi luhod.=*manauala ang crúz at matatacpán nang ulap*

ICALAUANG YUGTÔ

*Lalabas sila Alíviniano, Vispasiano, Turismundo at Téudez.*

MANGA GENERALES

Bunying Emperador: hinangaan namin
ang lagdá nang langit naca alio-alio,

Cruz na maniñgas, sa matang titiñgin
halos boong sacop ay nañga hilahil.

CONSTANTINO

Conde Vispasiano; ñgayon din halinhán
ang ating saguisag at nang magtagumpáy,
aguila,i, alisín cruz na namasdán
sa lañgit ang siyang parisang ilagáy.
Cayo namang tatlo, pag sabihang lahat
guerrero, at madláng sa sandata,i, anác,
estandarteng bagong uaualat
nang di sumusucong mañga idólatras.

MAÑGA GENERALES

Emperador namin na cagalang-galang
ualang utos ca pong hindi naganapán,
ito yaong lañgit sa iyo,i, may halál
isá mang sandali di sucat masayang.—*magsisi-alis*

ICATLONG YUGTÔ

*Huad ang telón sa isang bundoc magsisilabas ang hocbo ni Maxencio, Wilfredo, Berenguer, Miron, Aznar at Galindo na caacbay nğ sanbuntong caual.*

MAXENCIO

Wilfredo hayo,t, ang Constantinopla
na nagpapalagó nang daquilang fama,
sa cay Constantinong canilang Monarca,
aquing ini-intay campo nang *Iberia.*
Dalhing ipagpilit ang corona,t, cetro
idolatrang bihag at sa paanan co,i,
ihiñgi nang tauad su-ubing pabañgo
aco,i, isá altar nang Dios Cupido.

Pagticahan nilang cailan may hindi na
uusig-ùsiguiǹ manḡa idólatra,
at sa taón taón ang calac-hang Roma,i,
dadalhán nang pilac at piling dalaga.
Manḡa generales niyang nasasacop
pag tatlohing hati ang canilang pooc,
sa unang pagsicat nang bouang mabilog
yaong unang hati luhod na ihandóg.
Sa guitna nang plaza tapat nang palacio
sila,i, tatanghalin nang manḡa Romano,
sa binilog bilog nang manḡa verdugong
manḡag sisi palo nang tunḡó ang ulo.
Ang piling dalaga; nama,i, maghahampas
tinic na silicio sa canilang palat,
sa anim na taón cung ito,i, maganáp
ang canilang lupà uala nang bagabag.

WILFREDO

Bantóg na Maxencio
sa itinadhana hindi malilito,
liban sa dalaua, ang madadala co
na canilang tugón payapa,t, simbuyó.

ANG LAHAT

Viva ang Romanos viva

WILFREDO

paalam sa lahat

MAXENCIO

sa tulay nang Tiber tayo,i, magsilampás
patag na malilim

ANG LAHAT

pagod ay macupas

WILFREDO

guguhit sa langit vivang sasambulat.=*magsisi-alis*

ICAAPAT NA YUGTÔ

*Ang telon ay huguis nḡ salas nḡ Palacio ni Constantino at maquiquita sila Aliviniano, Vispasiano, Turismundo at Teudez caagapay ang sanbuntong caual sa dalauang panig nḡ salas may nacalagay na dalauang bandera isáng pula na may aguila at ang isa,i, azul na may cruz. Maquiquitang nag-uusap si Constantino at ang Embajador na nacaupo sa dalauang silla.*

EMBAJADOR

Apat na puong palo, *cauad* na may tinic
isang taóng ganáp ang canilang saquít,
manḡa *idólatras* huminḡing nagpilit
bayad sa naaping inayop inamís.
Ito ang tadhanang ipinatutupad
nang aquing Monarca,t, di datnang bagabag

CONSTANTINO

¿alin sa may buhay ang macagaganap
na di maghanḡad nang sa campo,i, malagac?
Si Maxencio caya ¿may buhay Serpiente
at pito ang ulo niyang mapuputi?
sa pitong minuto,i, ualang malalabi
cung na sa campo na,t, bitbit ang alfange.
Caya sabihin mong nḡayon din casunod
aco,t, papaluing mabubuting lingcod

EMBAJADOR

ang icai-inip

MG̃A CAUAL

hayo na,t, maglagos

EMBAJADOR

paalam sa lahat

MG̃A CAUAL

gayac sa paglusob.

EMBAJADOR

Sa campong Iberia, malapit sa Tiber
naroon ang tipo'ng higuit sa buhan̄gin,

CONSTANTINO

sa ibinabalita puso co,i, na-alio
at man̄gag sasaua ang aming patalím.

EMBAJADOR

Sila sila lamang hahandog sa Sierpe
hindi na hihirám nang lac-sáng héroe,

MG̃A CAUAL

catimbang ay yuta

EMBAJADOR

lalong maui-uili,t,
di masasauata pagpasoc sa corte.

CONSTANTINO

Palad ang magbalic at hindi malagac
búhay ni Maxencio at cayong aquibat,

EMBAJADOR

ang dinalang campon ay nagsisilipad
at nagsisidaguit ulong nalalagas.
Ipag isip isip di ca binibiglá
may panahon cayong magtamong payapa,

MGA CAUAL

ang tadhanaan mo,i, cayóng mauauala
sa binilog-bilog nang calac-hang lupa.

EMBAJADOR

Mag sumaquit cayong huag na mabalam
nang hindi mainip ang punong general,

MGA CAUAL

ualáng isang leguas lacad mong mahiman
ang pulutong namin iyong matatanao.

EMBAJADOR

Cun gayon tamuhin manga generales
itong aquing camay tandá nang pag-alís,=*magcaca-may at sasaludo ang mga espada.*
paalam sa lahat=*aalis*

CONSTANTINO

ang pamimiyapis
siyang isa puso manga aquing cabig.=*paso doble at aalis.*



# ICALAUANG LABAS

## UNANG YUGTÔ

*Ang telon ay isang bundoc na may ilog at tulay nḡ Tiber, lalabas sila Maxencio, Berenguer, Miron, Aznar at Galindo may dalâng banderang may aguila at mḡa caual.*

MAXENCIO

Natatanao co na ang matuling lacad
Wilfredong dati sa paquiquitálad,
ang ating bandera gauing iua-siuas
nang siya,i, sumagót cung payapang ganáp.=*ituturo ang bandera at tititigan.*
Ang tugón ay guerra, cayo sa tindigan
mag tatlong pulutong huag malilinlang,
aco ang bubucás nang canilang capal
sumunód Galindo, Miron icao Aznar.
Bandera Berenguer sa tuláy itindig
at bayaan silang dito,i, manga lapit,
pagtindig nang aquing espadang mabanḡis
huag nang lubayan ang paninibasib.

## ICALAUANG YUGTÔ

*Lalabas si Wilfredo, Embajador.*

WILFREDO

Aquin nang casunód masda,t, nagdidilím
banḡibáng nadala ay nacalalaguim,

isang tandang tayo sa Roma,i, lipulin
at yaon sa langit naquitang bitoin.

MAXENCIO

Sucat Wilfredo higpit sa espada,t,
dito ca manangan sa campo nang guerra,
aco ang parisan sa pananandata
at di ang himalang sa langit naquita.
Aco,i, siyang *Dios* na panaligan mo
na macagagaua libo mang milagro,
isang tandang *cruz* lic-há nang *Romano*
Jacob na quilalang tauong *Judaico*.
Sagutin sa aquin cung nangingilabot
at cami na lamang ang maquiquihamoc,

WILFREDO

sa puso,i, malayo ang aco,i, maglagos
at cayo,i, bayaang sa dugo,i, magbuhos.
Sumama sa campo na di co tinagláy
yaong ala-alang lisan ang caauay,
dugô co,i, sa hari espada,i, panglaban
sa canilang daming mapúputing buhay.

ICATLONG YUGTÔ

*Lalabas sila Constantino, Vispasiano may dalâng banderang quinatatalaan ng̃ Cruz caacbay sila Aliviniano, Turismundo, Téudez, Demetrio at ang mg̃a caual.*

CONSTANTINO

Maxencio titigan ang aquing bandera
puso,i, tinutugtog na cun lalaban ca,

ngayon ang oras mong di ca na sasampa
sa tronong matayog nang pait at paclá,

MAXENCIO

Ito ang dinaláng yuyurac-yuracan
nang manga paá co dito sa tindigan,
di pa quiniquilos ay nanga bubual
¿ualá ca nang sacop?

CONSTANTINO

bibig mo,i, mágdahan.
Alaboc nang lupa ang nacapopoing
di hanging malacás, huag mong hamaquin
ang iyong espada ang ipagmamalio
cung maguing bangcáy cang sa lupa,i, málibing.

MAXENCIO

Hulihin ang sucáb na si Constantino
siyang pagpilitan, ang calac-hang hucbó
aco ang uaualat

CONSTANTINO

sa putól na ulo
mabilang ang saquim, ganid na Maxencio.

*Maglalaban at magsisitacbo ang mañga Romanos, hahagarin nang caual ni Constantino magsisitahán at maglalaban sila Maxencio at Constantino.*

CONSTANTINO

Tingnan mo ang bilís nang pananandata
ng manga lingcód cong tulad sa vívora,
naghalang na patáy manga idólatra
at icao Maxencio siyang natitirá.

Huag cang umasang macaligtás pa n̄ga
sa iyong catauan, dugô,i, bumabahâ

MAXENCIO

¡lan̄git! pauis lamang, di pa nanghihina
di ca na sasanglan sa matindig tagâ.

*Maglalaban at tatacbó si Maxencio hahagarin ni Constantino.*

ICAAPAT NA YUGTÔ

*Lalabas na patacbó at nan̄gin̄ginig sila Wilfredo, Berenguer, Miron, Aznar, may bandera at si Galindo mabibihag.*

WILFREDO

Sa tuláy nang Tiber, tayo,i, magsipanhic

BERENGUER

hintin si Maxencio dugo,i, nagbabatis

MIRON

aquing natanauang siya,i, inuusig
niaong Constantino,

AZNAR

malaquing pan̄ganib.

GALINDO

Narito na siya ating salubun̄gin
agauin ang campo,t, tayo,i, man̄gaglihim

## ICALIMANG YUGTÔ

*Lalabas na tumatacbo si Maxencio at mahuhulog.*

MAXENCIO

aco,i, saclolohan=*sasaclolohan ng̃ lahat*

*Sa isang sandali ay magsisilabas sa dalauang panig nang salas na taglay ang isang bandera católica ni Turismundo at sa caliua ay magsisilabas sila Constantino, Téudez at Demetrio na casama ang mg̃a caual na bihag.*

CONSTANTINO

sila ay culung̃ín
nang di macatacas

MG̃A CAUAL NI CONSTANTINO

dito malilibing.

MAXENCIO

Halina sa tuláy tayo,i, paitaás
sa cabilang daco nang macapagbactas,=*magsisiac-yat sa tulay*

MG̃A CAUAL

tayo ay pang̃anib

MAXENCIO

supíl na sa dahás
ilog ay mababao magtalon ang lahat.

*Ng̃ inuusig ng̃ mg̃a caual ni Constantino ay magtatalunan lahat sa tubig ang cay Maxencio.*

CONSTANTINO

Viva ang bandera aming Emperador

MGA CAUAL NI MAXENCIO

iyo ang tagumpáy mabangis na leon,

*Paiitaas ang mga caual ni Constantino magsasalita.*

patáy na sa tubig si Maxenciong pusong.

CONSTANTINO

Cunin ang banderang ipinagpalalo
nang manga Romanos silang nagsi suco,
alisang sandata at magsi pangacong
humalíc sa ating banderang namuno.=*cucunin*

*Darating ang mga caual na bihag at magsisiluhód.*

Sa mahal mong yapac Marteng mapag-uaguí
salilungang habág caming manga imbí,
ilauit ang ampon at pagcacandili
sa magandang nasa,i, isanib po cami.

CONSTANTINO

Cayo,i, mangag tindig magsiyacap ngayon
sa aming saguisag tanging mapagtangól,

*Magsisitindig tuloy mag-yayacapan at magsisihalic sa Estandarte, pagcatapos magsasalita.*

SIYA RIN

sandata,i, ibalíc manga piling campon
at sa dating dangál ang itinutungcól.

*Ihahandóg at tatangapín ang mga sandata.*

SIYA RIN

Iuan itong campo at ating ihandóg
victoria nang Roma sa iná cong irog,

siya ang pumiling macapag-uutos
lugar presidente sa Roma,i, mag-ayos.

*Magsisi-alís at tutugtog ng̃ paso-doble ang música.*

ICAANIM NA YUGTÔ

*Ang telón ay huad sa salas ng̃ mg̃a cristiano at lalabás na nag-iisá ang Emperatriz Elena.*

ELENA

Salamat ó langit, sa balcong dung̃auan
namalas nang matá ang pagtatagumpáy,
banderang saguisag ay quinatacutan
madlang *idólatras* cay Cristong caauay.
Pasaganain mong lubos itong pusò
nang alio at tuâ Dios na macurò,
ang quinahiligan nang tunay mong bunsô
ay mapag-yaman cong sa lupa,i, mahang̃o.
Ilagay sa *altar* sambahin nang madlá
na iyong sinacop sa cay Adáng mulâ,
ipahintulot mong aquing maunauà
ang pinagtaguan nang mang̃a cuhilâ.
Paglalamain cong sampahin ang taric
nang lalong mataas bundóc, mang̃a yung̃ib,
isa-sa Templo co,t, cusang ititindig,
nang pang̃ilabutan nang boong herejes.
Mananalong caual aquing isasama
upan ding malubos canilang victoria

— *Aling̃aong̃ao sa loob* —

ito na ang hucbo,t, pauang nagsasayá
aquing salubung̃in

## ICAPITONG YUGTÔ

*Magsisilabas ang mḡa caual na mananalo ni Constantino.*

ANG LAHAT

viva ang bandera.
Viva ang saguisag nang cacristianuhan
viva ang sa mundo,i, ipinagtagumpáy,

*Ihahandóg ang bandera sa caniyang Ináng Bayan.*

CONSTANTINO

inihahandóg co ináng minamahal
ang boong payapa=*tantagapin at ititindig*

EMPERATRIZ

lunas nitong buhay.=*magyayacap at hahalican*
Huag nang tumiguil nang ating malubós
itong pananalo, ang nasa nang loob,
ating paghanapin yaong maalindóg
quinabayubayan mananalong Jesús.
Tayo ay pumasoc lupang Jerusalém
hangang *Monte Sion* taric ay panhiquin,
ang sa cay *Jeremias* librong salin-salin
linbingan ni Jesús; doon nahabilin.
Obispo Macario ating ipagsama
isa sa marapat pagtanungan siya,
sa *santos lugares*

MḠA CAUAL

ganapin ang tica
bunying Emperatriz, at nasang maganda.

CONSTANTINO

Siya co ring nasa inang pan̄ginoon
sa santos lugares macarating dòon,
hangang maliuay-uay tacbo nang panahon
ang isang sandali, mabalam di ucol.

*Magsisi-alis at tutugtog ang músico nḡ paso-doble.*

## ICAUALONG YUGTÔ

*Isang telong huad sa isang templo nḡ Jerusalem at lalabas ang Obispo Macario.*

OBISPO

Siquip nang balitang namatáy sa campo
nahulog sa tuláy yaong si Maxencio,
hindi rin lumagui caauay na culto
nang daquilang Dios sumacop sa tauo.
Hucbong nagtagumpáy, nagbuhat sa Roma
at dito,i, sasapit púnong nan̄gun̄guna
bunying Emperatriz daquilang Elena
casama ang bunsong bayani sa guerra.
Dapat salubun̄gin nang tunay na puso
obejas ni Jesús ang magpapalago,
mapugnao ang lupít nang man̄ga palalo
haring si Luciñan, ban̄gis ay yumucó.
Bandera,i, magladlad salubun̄gin sila
humalic sa manto nang daquilang Reina,
at cay Constantinong tangulan nang Patria
suubing incienso caran̄galan niya.

ICASIAM NA YUGTÔ

*Magsisilabas ang mg̃a sacerdotes at pages tuloy magsasalita*

Huebong nagtagumpáy sa haring Maxencio
nasoc na nang Corte,t, dito,i, tumutungo,

OBISPO

cayo,i, magsitaban estandarte,t, palio
at sa Emperatriz sumalubong tayo.=*magsisi-alis at tu-tugtog ng̃ marcha.*

*Cucunin ang mg̃a casangcapang estandarte palio at ang incensario, capagnacariñgig ng̃ tugtog ng̃ trompeta, magriripiqui ang campana at tutugtog ang músicò tuloy magsisilabas na masasalubong ng̃ mg̃a generales na may taglay na bandera at casunod sila Elena, Constantino at ang mg̃a caual tuloy. magsisihalic sa capa ng̃ Emperatriz.*

ELENA

Salamat Obispo, at sa inyong lahat
payapang tamuhin ang handóg cong galác,
itong Jerusalem naua,i, mapanatag
sa secta nang Dios nama,i, magsiganáp.

1.a CAUAL

Sa di pagbibigay alam ang marapat
mamatay sa Cruz yaong mapang̃ahás,

2.a CAUAL

cung pahintulot mang sa templo,i, mag-galác
ano,t, ejército papasoc nang Ciudad.

3.o CAUAL

Himala Monarca at hindi malayo
calihiman natin saysaing matantó,

4.a CAUAL

itong Jerusalém aanurang dugô
nḡ manḡa Ministrong nanḡag-papalalo.
Siya ay halinha,t, hubarin ang damit
parusa ang dapat sa Cruz isabit,

1.a CAUAL

sampo nang alagád sacerdote,t, pajes
pagdamay-damaing lapatan nang sáquit.

2.a CAUAL

Ihayag sa madla,t, nang hindi parisan
ang canilang lupit sa secta ay sinsáy,

3.o CAUAL

hinḡi nang matouid cataua,i, mahimay
alisán nang balát sa init nang arao.

*Hihipan ang trompeta sa loob.*

LUCIÑAN

Suplina,i, ihanda,t, dito ay papasoc

*Cucuha nḡ isang panghampás.*

SIYA RIN

ualang quiquilanlin ang higpit nang utos,
sandata,i, ilaan manḡa piling lingcod
at hindi malayo na magcasigalót.

ICASAMPUNG YUGTÔ

*Magsisilabas ang mğa caual, Emperatriz, Emperador, Obispo at ang caniyang mğa alagád na taglay ang bandera crucificada.*

LUCIÑAN

Sa limangpung hacbang cayo,i, magsitiguil
tingnan ang edictong marapat na sundin,

ELENA

aco,i, Emperatriz iyong quilalanin
cunin ang edicto,t, ibigáy sa aquin.

LUCIÑAN

Dapat na matatap nang nañgag pipita
i-yabot ang *cuadro* lingcod nang corona,

*Cucunin at ibibigay cay*

EMPERATRIZ

apat napung pálo tatangaping dusa
ang dito,i, magdaan nang nañgagtitica.
Mapait na hiñgi at naisulat mo
ang calait-lait sa puso nang tauo,
sa isang may ticang gaya nang lagáy co
¿caya,i, nasasaclao?

LUCIÑAN

saclao cahit sino.

CONSTANTINO

Espada,i, hindi na at ang pinapatid
búhay nang palalong lihis sa matoid,

ang pagca Hari mo di sucat lumauig
huhucuman ngayon matalím na caliz.
Iná ay lumayo,t, bayaan sa amin
ito,i, siyang oras nitong sinungaling,

*Lalayo*

LUCIÑAN

gamit ang sandata,t, sila,i, mangalibíng

MGA CAUAL

dugô ang ibois ngayong titiguisin.

*Maglalaban at masusugatan ng malubhâ si Luciñan at ang mga caual tuloy magsasalita.*

LUCIÑAN

Manga búhay namin iyong ipatauad

MGA CAUAL

cami sumusuco sa bacás nang yapac,

CONSTANTINO

cunin ang sandata,t, pumasoc ang lahat

OBISPO

Haring si Luciñan tanungin ang dápat.

EMPERATRIZ

Turan mo sa aquin ang pinaglibingan
icao ang malabis na macapagsaysay,
sa dati mong tungcol manatiling tunay
pagpapalain ca nang capangyarihan.

LUCIÑAN

Tatlong taón lamang ngayon lumalacad
ang pagpupuno co Reinang sacdál taas,
boong calihiman ay di co pa tatap
ualá namang librong macapagpahayag.
Mahigpit na utos lamang ang nasunod
at sa Palestina itong natatalós,
icalimang Hari acong nag-aayos
mulang sa cay Cezar manatiling lubos.
Pinaghati-hati itong Jerusalém
at ang manga Medos naglagáy sa aquin,
tig-sasampong taón ang canilang taning
bago maghalili Haring salin-salin.
Caya ipatauad bunying Emperatriz
tanong mo sa lingcód di alám nang dibdib,

ELENA

icao ang manguna daa,i, di co batid
at doon sa cubo tayo ay lumapit.

*Magsisipasoc sa Ciudad ng̃ Hudiciyaria.*



# ICATLONG LABAS

## UNANG YUGTÔ

*Pagbubucas nḡ telón ay may maquiquitang isang cueva na may larauan ni Adonis, at isang parang na quinalalaguian nḡ mḡa cruz, na may larauan ni Benus at bundóc nang Olivete na may larauan ni Hupiter at isang cubo na quinatitirahan nḡ dalauang matanda. Lalabas sila Emperatriz Elena, Constantino, Obispo, mḡa caual at ang mḡa bihag na tagláy ang canilang bandera.*

EMPERATRIZ

Sa cubo,i, tauaguin ang nanḡa titirá
nang mapagtanunḡan

*Magsisilapit sila Aliviniano at Turismundo sa cubo at tatauaguin ang dalauang matanda.*

Pastor mag bucás ca,

1.a MATANDA NA MAY 400 TAÓN

¿sinong tumatauag?

ALIVINIANO

ang daquilang Reina

TURISMUNDO

cayo,i, ilán diyan

2.a MATANDA NA MAY 800 TAÓN

dalaua-dalaua.

Baquit baga Cayo-Apio

1.a MATANDA

aeuan co Neron ito,
¿tumatauag po ay sino?
mahina po ang tainga co.

2.a MATANDA

Ang dingig co tila Reina
sino Apio, sino siya,

1.a MATANDA

Emperatriz

2 a MATANDA

¿si Elena?
himaláng cataca-tacá.

ALIVINIANO

Halina at magsi haráp

2.a MATANDA

aco,i, di po macalacad,

TURISMUNDO

nag-iintáy silang lahát

CONSTANTINO

buhatin dito,t, ilabás.

*Bubuhatin ang dalauang matanda at ilalabás.*

ELENA

¿Ilán ca nang taón sa bundóc na itó
anó ¿ang pangalan nang camahalan mo?

1.a MATANDA

apat na raan po at si Cayo-Apio
ang aquing pangalan tumitirá dito.

ELENA

Icao naman isang malabis ang tandá
di na macalacad at lubhang mahina,
ilán ang taón mo sa bilog nang lupa
ano ang pangalán?

2.a MATANDA

Reinang daraquila.
Ualong daang taón muláng camusmusán
hangang sa dumating itong cahinaan,
acó ay si Neron quilala nang bayan
isá sa guinoó nang daquilang Cezar.

ELENA

Salamat sa iyo at itong pupulhin
maguiguing liuay-uay nang aquing pananím,
humilíng sa Reina nang balang ibiguin
yaman, at anoman cusang tatangapin.
¡Ay anó ang búhay niniong sinasapit!
sinong nagbibigáy nang macaing ibig?

2.a MATANDA

manga camag-anác hinlóg na malapit
sa tadhanang oras siyang naghahatid.

ELENA

Cayo sa palacio,i, ipahahatid co
manĝa catandaan ay di bagay dito,
at ang magsisilbi dalaga nang reino
piling manĝa dama,t, anác nang guinoó.

1.a MATANDA

Tayo,i, sumama na,t, baca manumbalic
yaong cabataan

2.a MATANDA

himaláng masapit,
pagba batang tauo laós na ang isip
sa musmos tutulád gagapang sa banig.

ELENA

Pinápalad acó nang magandang nasa
Neron, Cayo-Apio cayo,i, magsalita,
¿yaong ipinatáy sa nag pacababa
na anác nang Dios nanaog sa lupa.
Yaon ualang hangang catimbang nang Mundo
ang bigát guinayang dalhin sa Calvario,
yaong quinaladcad sa lansanĝang itó
nang maamong Jesús manĝa Fariseo?
¿Saan ibinaon ang quinamatayán?
Cruz na sa lupa,i, sa tauong tangulan,
sabihin mo Neron at nang mapag-yaman
pusong may bálata sa capayapaan.

2.a MATANDA

Poong Emperatriz iyong ipatauad
hindi co po alám

ELENA

tanong co,i, banayad;
ang icalalamig nang búhay mong ingat
na sa aquin Neron, Apio ay magsaad.

1.a MATANDA

Siya ang piliti,t, madali na aco
cung cami titirá sa real palacio,
laguing maa-alio ang puso ni Apio
anhing manatili sa ipanglulumó.

ELENA

Laan yaring puso at siya cong pita
nguni,t, sa tanong co pagpilitan sanang
sagutin nang tapat, Cruz na dinala,t,
quinabayubayan niaong ualang sala?
Ang quinamatayán nasang matalastás
saan inilibing mahalagang calap,
ang macatatanto cayong nag-iingat
niyang pagcatauo,t, matatandang edad.

2.a MATANDA

Di co po talastás ang boong nangyari
aco man ay isáng guinoó nang corte,

OBISPO

pa-ala-ala co Nero,t, nagsasabi
ang sa testamentong alám nang marami.
Nang mapapatíd na hiningá ni Jesús
isá ca sa Siong doo,i, nanonood,
sa tahip nang lupa,t, dagundong nang bundóc
at nag sisi ungal manga elementos.

Madla,i, nangahapay na naualang diuà
tanging nacatindig sa gayong himalâ,
puso mo sa lupít ay hindi nasira,t,
inu-uyam mo pa Dios na naabâ.
Matalim sa quidlat nucál sa bibig mo
di ca nagugulat sa yanig nang mundó,
¿di nangamalas mong nagpapatotoo
patáy na nabuhay sa gayong simbuyô?
Tiyan nang iná mo ¿sino ang bumiyac
pinagmuláng supot nasang matalastas,
hindi baga icao? ang sabi co,i, tapát
pinaglibingan pa, ang di mo matatap.

CONSTANTINO

¡Caquila-quilabot ang ganitong tauo!
gapusin gapusin, at lunurin ninyo,

*Tatalian ang dalauang matanda.*

1.a MATANDA

aco,i, isa roon casama ni Malco
sa bahay ni Anás, tumampál cay Cristo.

ELENA

Hintay manga lingcod saan inililiblib
yaong ipinatáy; cayo,i, mangagsulit,

2.a MATANDA

cahima,t, mamatáy di co nababatid

1.a MATANDA

pagpalain aco bunying Emperatriz.

ELENA

Ang aquing paglingap iyong tatamuhin
sa aquing palacio ay pag-yayamanin,
caya ipatanto cung saan nálibing
ang hahandugan co nang boong pag-guilio.

1.a MATANDA

Sa tatlong larauang iyong maquiquita
una,i, si Adonis, Belen po,i, di iba,
tunay niyang lupa,t, sinilangan niya
nang gabing madilim niaong dacong una.
Pangalaua,i, Venus lupang Getsemani
at ito cay Joséf ay aring sarili,
dito inalibing catauang macasi
doon lumiuanag madilim na Orbe.
Dito rin ang Cruz cusang ibinaón
púnong nag-uutos ang matandang Ebron
pangatlo,i, Jupiter Olivete yaon
tinindigang Cruz; ituturo ngayon.

ELENA

¿Iyo nang naringig ang catotohanan?
Neron ay magsulit

2.a MATANDA

yaon nga po,i, tunay,
finirmahang dugo,t, lipi,t, manga angcán
ualang magsasabi nitong calihiman.
Yamang natalastas Poong Emperatriz
itong catandaa,i, iligtas sa sáquit,
bundóc ni Jupiter lacaring magpilit
larauan ni Venus doon naliliblib.

ELENA

¡Lan̄git itulot mo sa iyong oveja!
aquing matuclasán cáhoy nang ligaya,
tibaguin ang bundóc lingcod man̄ga sama
in̄gatang masira,t, yuracan nang paá.

CONSTANTINO

Bundóc ni Jupiter at ang cay Adonis
unahing iguibâ man̄ga aquing cabig,
ang tatlong rebulto hugutin sa tindig
sa haráp ni iná dalhing ipagpilit.

*Titibaguin ang mḡa bundóc at ang huli lalabasan nḡ asô nḡ incienso na magliliuanag at magliliparan ang mḡa ibong mapuputi at iba,t, ibang culay, ang lahat ay man̄gagugulat.*

MḠA CAUAL

Cahima-himalâ

ELENA

Jeova,i, itulot=*magsisiluhod*
sucuban nḡ habág; imbing mḡa lingcod=*magsisitindig*
ang binubucalan nang gayong alindóg
nariyan ang ating caaliua,t, lugód.

CONSTANTINO

Si Febo,i, ibig nang yumupyup sa Zenit
tabin̄gan nang dilim itong sang daigdig,
pagsicapan sana man̄ga aquing cabig
na ating mataós=*ipagpatuloy ang pagtitibay nḡ bundóc at lilitao ang mḡa cruz.*

MGA CAUAL

di lubhang nainip.
Tatlo ang lumitao, malaqui ang isa
sa ulo,i, may cabit apat namang letra,

*Lilitao ang tatlong cruz*

ELEÑA

buhatin, buhatin at nang maquilala
cung alin sa tatlo

*Bubuhatin ng̃ mg̃a caual.*

OBISPO

letrang tinalaga.
Poong Emperatriz ating pag-isipin
cahulugan niya nang cusang malining,
ang unang **I** Jesús **N** Nazarenong turing
**R** ay Rey, Hari cung sa uica natin
sampo nitong **I** ganito ay dinguin:
Jesús Nazareno, Hari nang manga Judio.

ELENA

Linlang itong isip Dios na daquila!
cung alin sa tatlo, ay ipaunaua,

CONSTANTINO

cayo ang magturing manga matatanda
¿alin ang cay Jesús?

MGA MATATANDA

cami ma,i, nahañga.
Di namin maturól cung alin sa tatló
manga matá namin ay na ninibago,

OBISPO

magalingin mo po ó Reinang poon co
sa naghihingaló ipaglapít ito.
Gayon din sa patáy manga ililibíng
itong tatlong Cruz pag isa-isahin,
ating matatanto,t, Dios cung ibiguin
ay magpapaquita himalá sa atin.

ELENA

Ngayon din humanap manga piling lingcód
tauong mamamatáy at patáy nang lubós,
dalhing ipagpilit nang ating matalós
ang quinahiligan mananalong Jesús.

*Magsisihanap ang mga general.*

ELENA

Itong aquing puso,i, pinag titipunan
nang lahat nang tua at caligayahan,
alín sa may palad sa mundong ibabao
ang hihirangin pa aco, aco lamang.
Pinabusóg aco nang pagcadaquila,t,
nagtahán sa dibdib ang Hari nang madlá,
templo nang ídolos ay ipaguiguiba,t,
pagpalain namán magagandáng nasa.
Hirangin ang madláng sa utos nang langit
ang nacasusunód sa hirap mabihis,
at ang masasamang may asal na ganid
parusahan namang sila,i, magcasaquit.

CONSTANTINO

Ito rin ó iná sa pagtatagumpáy
macapagpayari nang manga simbahan,

maglimos sa duc-ha,t, ang hindi binyagan
pag sumicapan cong sila,i, masacupan.

ICALAUANG YUGTÔ

*Magsisilabas ang mg̃a general at taglay ng̃ mg̃a bihag ang isang babaying na sa sa harap na ng̃ camatayan at tatlong bangcây na mistulà at magsisipagsalita ang*

MG̃A CAUAL

Ang ipinag-utos daraquilang Reina
narito,t, tangapin=*ibababa*

ELENA

Obispo,i, gauin na,
sa nag hihing̃aló ilapit na una
pagisa isahin at nang maquilala.

OBISPO

Iyang ualang *letra* ang unang ilapit
idampi sa puso babaeng may saquít,

*Ilalapit ang dalauang cruz at tuloy idadampi sa puso nang babaying may saquit.*

OBISPO

lalong lumulubha alisi,t, di capit=*alisin*
ang pang̃atló naman siyang ipahalíc.

*Ilapit ang huling cruz at tuloy ipahalic, sa isang sandali magbabang̃o,t, yayacapin ang cruz at tuloy magsasalita ng̃ nacaluhod.*

BABAYING NACALUHOD

¿Saan nacacapit ang cabuhayan co?
¡aling lunas ng̃ayon ang sumasapupo!

¡aba co,t, ang Cruz nahayág sa mundong
ipinagtagumpáy nang Divino Verbo!
Sa mahal mong biyaya ó quinatiguisan
nang dugo,t, dumaloy sa ulo ni Adan,
sa iyo tinapos naganáp na tunay
ang ipinangacong cami masacupan.
Bandilang saguisag hangang huling tibóc
lunas ca nang madlá at mabisang gamót,
sa paá mo Reina aco,i, lumuluhód
lingcód na alipin—*ititindig*

ELENA

sa puso,i, tumaos.
Mahalagang lingap isa ala-ala
pagbabagong búhay Dios ang may talagá,
tatló namang patáy ipaglapít nila
una sa dalauang manga ualang letra.

*Ilalapit ang tatlong bangcáy sa dalauang cruz.*

OBISPO

Hindi macabuhay manga ualang lacás
alisín at iya,i, cay Gestas at Dimas,—*alisin*
ang quinaquitaan nang uagás na lingap
idampí sa dibdib—*ilalapit ang mahal na Sta. Cruz sa dalauang bangcáy at sa isang sandali ay magtitindigan tuloy magsasalita ang isa at isa na nacayacap.*

UNANG BANGCAY

¡binuhay ang pálad!
¡Abá co,t, ang Cruz naguisnan nang isip!
ó quinabitinan nang Hari nang Langit—*lumuhod*

*Lalapit ang icalauang bangcáy at magsasalita nḡ nacayacap.*

ICALAUANG BANGCAY

nag bangon sa lupa aco,t, nanaguinip
¿aco ay nabuhay? ¡di sucat maliripl

*Lalapit ang icatlong bangcáy at magsasalita nḡ nacayacap.*

ICATLONG BANGCAY

Nanumbalic muli ang pagcatauo co
¿nabuhay, nabuhay sa bilog nang mundo?
abá co,t, ang Cruz siyang sumaclolo
guinising ang puso

ELENA

magsiluhód cayó.=*magsisiluhod ang lahat*
Nagpapasalamat ang imbing alipin
pinapaguing dapat sacsí nitong alio,
ilalathala co ang tagumpáy namin
sa pamamaguitan Dios na matingin.=*magsitindig*
Constantinong bunso ang aquing tadhanà
tatlong cabáng guinto,i, cusang ipagauâ,
pag tatlohing putol Cruz na daquilà
sa tatlong simbahan ay hatiing pauà.
Lupang Jerusalém ang isang bahagui
icao po Obispo ingatang sarili,
pangalaua naman ó anác cong casi
sa iyong tahanan doon manatili.
Ang icatlong hati maiuan sa Roma
doon pagpalain nang daquilang Papa,
sa isang simbaha,t, pamagatán niya
ngalang Santa Cruz tulóy ipagpistá.
Yayamang naganáp ang pangalagaan
pag-guiba sa madláng ídolos na altar,

magmulá sa Papa ministros na caual
huag na magnasang sila ay yumaman.
Gayon ang pahayag sa cay Leving lipi
diezmos at primicias ang canilang tangi
apat na pung bayan tunay nilang ari
itó cay Jesús tadhanang linagui.
Utos na tinangáp nang hati-hatiin
itong *Tierra Santang* naguing Jerusalém,
pagsumang sa lang̃it cung ito baguhin
caya,t, ipaganáp

CONSTANTINO

ualang pang̃ung̃uling.
Lahat mo pong utos siyang matutúpad
ang puso mo iná ay sumapanatag,
arao sa paglubog nauala ang sinag
tayo ay magbalic sa loob nang Ciudad.

MG̃A CAUAL

Búcas na pagsilang niaong aurora
tayo po,i, magdaan sa mahal na Papa,

OBISPO

ipasoc sa Ciudad ang lubhang ligayang
iyong naguing palad

ELENA

yáon ang maganda.=*tutugtog ng̃ pasodoble at tuloy ibababâ ang telón.*

## Catapusán ng̃ unang bahagui.

PAUNAUA:—Casalucuyang nililimbág ang icalauang bahagui nitong dramang ito at pinamagatang "PAGCABUNYI NANG MAHAL NA SANTA CRUZ" ó "ANG PANANALO NANG EMPERADOR HERACLIO SA HARING COSROAS SA PERSIA."

